# 50 DAHILAN para ipagdiwang ang 50 TAON NG NDFP




**20** **Isinusulong ng NDFP ang komprehensibong programa sa pampublikong kalusugan. Nagkakaloob ang NDFP at ang demokratikong gubyernong bayan ng tunay, de-kalidad at libereng serbisyong pangkalusugan sa mamamayan.**

**Ipinamalas ito ng rebolusyonaryong kilusan noong panahon ng pandemyang Covid-19 kung saan isinulong ang kampanyang edukasyon sa pag-iwas sa sakit at sanitasyon upang mapigilan ang pagkalat ng nakamamatay na bayrus.**

*Martsa laban sa Covid-19*
*Pulang Bandila-Melito Glor Command-NPA Southern Tagalog*

Tayo ay lalaban
para sa ating bayan
sa bayrus na Covid-19
Serbisyong pangkalusugan
ibigay sa mamamayan
hindi lamang para sa iilan
Hindi aatras kung may lockdown
man

Para sa ating pakikipaglaban
Pag-iwas ito ang hakbangin
habang Covid ay pupuksain

*(ulitin lahat)*

habang Covid ay pupuksain...